# HESUS
# NAIPAKO BA SA KRUS?

## هل صلب
## عيسى عليه السلام ؟

تــاجــالــوج







# HESUS NAIPAKO BA SA KRUS?

Isang masusing pag-aaral at pananaliksik batay sa Bibliya at Banal na Qur'an

NI
AHMED RICALDE




ISLAMIC DA'WAH & GUIDANCE CENTER
Dammam, postal Code 31131, K.S.A.
Tel. : 8272772 - 8263535

# هل صُلِبَ عيسى عليه السلام ؟

Batid ko na walang tao na may sapat na kaisipan ang tatanggi na wala ng titibay pa sa patotoo ng Dakilang Allah (swt) ang tanging Diyos na nakababatid at nakakakita ng lahat.

At kaninong patotoo at pag saksi ang higit na dalisay kundi sa Diyos na nakababatid ng lahat ng nangyayari ?

Kung sinabi ni Allah (swt) na si Hesus ay hindi naipako at hindi namatay sa krus, sino ako, sino kayo, sino tayo upang hindi siya paniwalaan?

Ang paniniwalang ito ay di ayon sa kaisipan ng sinumang Muslim kundi ayon sa pahayag ng Allah (swt) na mababasa sa talata ng Banal na Quran.

Sa aklat na ito ay inilalahad ko nang buong ingat ang katotohanang itinago ng mga lider Kristiyano, Katuruan na hindi namutawi sa mga labi ni Hesus.

**Ayon na rin kay Hesus, Ang pagkakamit ng buhay na walang hanggan ay nasa pagpapasakop at pagsunod sa utos ng Dakilang Allah na siyang may likha ng lahat;**

*"At ito ang buhay na walang hanggan, na ikaw ay makilala nila na iisang Diyos na tunay, ALLAH (swt ) at ako (Hesus) na iyong sinugo. "*

**Juan 17:3**

**Alhamdu Lillahi Rabbil Alamin.**

* Para sa karagdagang kaalaman sa Islam, Sumulat o Tumawag sa:

**Islamic Da'wah & Guidance Center Dammam**
**Postal Code 31131 K.S.A.**
**Tel: 8272772 - 8263535**

# H E S U S

## Naipako ba sa krus ?

**Isang masusing pag-aaral at pananaliksik batay sa Bibliya at Banal na Quran.**

**Paunang Salita**

***Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahahabagin, ang Pinakamaawain. Ang kapurihan ay sa Allah lamang, at ang kapayapaan at biyaya ay sumakanila, sa huling Propeta Muhammad, sa kanyang pamilya at kanyang mga kasamahan.***

Ang pamagat ng aklat na ito ay hango sa mga talata ng Biblia na sinulat nina San Juan at San Lukas (Juan 19: 5-6,15 -Lukas 23:20-21)." **Ipako siya sa krus** " kaya't ang tanong ko, naipako ba siya sa krus ?

Sa paniniwala at aral Kristiyano, ito ang haligi ng kanilang doktrina at pangunahing kredo ng kanilang pananampalataya at dito nakasalalay ang kanilang katiyakan tungo sa buhay na walang hanggan.

Pinaniniwalaan ng lahat ng mananampalatayang kristiyano na ang kanilang kaligtasan at pagkakamit ng buhay na

walang hanggan ay nakasalalay lamang sa kanilang pagsampalataya sa pagkapako at pagkamatay ni Hesus duon sa krus bilang kabayaran ng kanilang mga kasalanan, at ito ay ayon sa aral na kanilang tinanggap kay San Pablo na nasusulat sa **Efeso 1:7,**

***" na sa kaniya (Hesus) ay mayroon tayo ng ating katubusan sa pamamagitan ng kaniyang dugo, na kapatawaran ng ating mga kasalanan, ayon sa mga kayamanan ng kanyang biyaya."***

**NGUNIT ANG TANONG AY ITO?** : Gaano katotoo at katibay ang aral na ito ng kaligtasan ng tao sa kaparusahan duon sa impierno at pagkakamit naman ng buhay na walang hanggan duon sa paraiso? At kaninong aral ito? Aral ba ito ni Hesus? O ito bay doktrinang gawa lamang ng tao gaya ng sinabi ni Hesus:

' ***datapuwa't walang kabuluhan ang pagsamba nila sa akin, na nagturo ng kanilang pinakaaral ang mga utos ng mga tao*** "

**Mateo 15:9**

Kung ang pagsamba kay Hesus ayon sa kanya ay walang kabuluhan at turo lamang ng tao at hindi niya turo lalot higit na hindi ito nagmula sa Diyos, kung gayon ay

may katotohanan ang sinabi ni San Pablo sa Bibliya:

*"kung sa buhay lamang na ito tayo nagsisiasa kay Kristo, ay tayo sa lahat ng mga tao ang lalong kahabaghabag."*

**I Cor. 15:19**

Hindi nagkamali si Hesus nang sabihin niya na siya'y sasambahin ayon sa turo at utos ng tao. Hindi rin nagkamali si San Pablo nang sabihin niya na ang nagsisisamba kay Hesus at umaasa na nabayaran na ni Hesus ang kanilang mga kasalanan ay magiging kahabaghabag sa araw ng paghuhukom.

## ANG PANINIWALA NG MGA MUSLIM

Kung may namamagitan sa mga Muslim at mga Kristiyano, isa ito, ang kaligtasan at kabayaran sa kasalanan ng isang tao sa pamamagitan ng pagkapako at kamatayan ni Hesus sa krus. Ang paniniwala ng mga Muslim ay tanging si Allah lamang ang maaaring magbigay ng kapatawaran tungo sa kaligtasan at buhay na walang hanggan. Ito ay mababasa sa maraming talata sa banal na Quran:

*" kung parurusahan mo (Allah) sila, sila ay iyong mga alipin, at kung patatawarin mo sila,*

*katotohanan ikaw tanging ikaw ang pinakadakila, ang nakababatid ng lahat ."*

**Quran 5:118**

**(ang talatang ito ay salitang namutawi sa bibig ni Hesus).**

*"si Allah ang lumikha ng lahat, at siya ang "Wakil" (tagapagingat, tagapagpaganap ng lahat ng nangyayari at nagbabantay, atbp.) ng lahat ng kanyang nilikha " .*

**Quran 39:62**

**Ang lahat ng mga Muslim ay hindi naniniwala na siya ay naipako at namatay sa krus.**

Ang paniniwalang ito ay di ayon sa kaisipan ng sinumang Muslim kundi ayon pahayag ng Allah na itinuro ni Propeta Muhammad (snak) na mababasa sa talata ng Banal na Quran:

*"at sinabi nila ( ng may pagyayabang) pinatay namin ang Kristo, Hesus anak ni Maria, ang apostol ng Diyos, datapuwa't, siya ay di nila napatay, o naipako man nguni't lumalabas lamang sa kanila na parang gayon nga at sila na*

*nagsasalungatan ng pagkaunawa ay puno ng pagkalito at walang kaalam alam sa nagaganap. at ang naniniwala dito ay sumasangayon sa walang kabuluhang pag-aakala, sapagkat sa katotohanan ; siya (Hesus) ay di nila napatay. Bagkus kinuha siya ng Allah at dinala sa langit. ang Allah ang pinakamakapangyarihan, walang hanggan ang kanyang kaalaman."*

**Quran 4:157-158**

Para sa isang Muslim, ang patotoong ito na si Hesus ay hindi namatay sa krus ay sapat na at hindi na kinakailangan pa ang maraming saksi sapagkat ang patotoong ito ay mula sa nag-iisang Diyos, Allah (swt) ang nakaaalam ng lahat maging ang mga pangyayaring naganap noong nakalipas na panahon, at maging mga pangyayaring magaganap pa lamang sa hinaharap. **At kaninong patotoo at pag saksi ang higit na totoo at dalisay kundi sa Diyos na nakababatid ng lahat ng nangyayari, lantad man o nakatagong ganap.** Sino ang tunay na saksi sa mga pangyayari doon sa bundok ng Golgota ? Ang mga sumulat ba ng ebanghelyo ( Mateo, Marcos, Lukas, Juan) batay sa nakatala sa Ebanghelyo ayon kay San Mateo na si Hesus "**ay iniwan ng lahat ng mga alagad at nagsitakas**"

**(Mateo 26:56)**

Ayon sa talatang ito ang lahat ng alagad ni Hesus ay nagsitakas noong siya ay dakpin. Samakatuwid, walang isa man sa kanila ang naroroon sa bundok ng pinangyarihan at hindi nila nasaksihan ang lahat ng mga pangyayari at ang lahat ng kanilang isinulat na ebanghelyo ay batay lamang sa sabi-sabi, o haka-haka Gayon din naman, dapat ba nating paniwalaan ang mga sinulat ni San Pablo gayong batid din natin na hindi niya nakita man lamang at nakausap at nakasama si Hesus noong Siya ay nandito pa sa daigdig.

**Batid ko na walang tao na may sapat na kaisipan ang tatanggi na wala ng titibay pa sa patotoo ng Dakilang Allah (swt) ang tanging Diyos na nakababatid at nakakakita ng lahat.**

Kung sinabi ni Allah (swt) na si Hesus ay hindi naipako at hindi namatay sa krus, **sino ako, sino kayo, sino tayo upang hindi siya paniwalaan,** na si Hesus ay di naipako at lalong hindi namatay sa krus.

Para sa mga Muslim, sapat na ang isang patotoo kung ito ay nagmumula sa Diyos na nakaaalam ng lahat,Ang Dakilang Allah,ang tanging Diyos ng sanlibutan.

Ang aking dalangin, nawa'y tanggapin ng Dakilang Allah ang lahat ng aking hangarin at pagsisikap hinggil sa aklat na ito, na maging isang gabay at liwanag na tatanglaw sa lahat ng babasa tungo sa tunay na daan ng kaligtasan. Ang lahat ng tama at mabubuting bagay sa aklat na ito ay kay Allah lamang, at ano man ang mga mali ay sa akin at hinihingi ko ito sa Kaniya ng kapatawaran.

Tanging ang pagtanggap lamang ng Allah (swt) sa aklat na ito ang pinakamahalaga. Sapagka't ang tunay na diwa ng tagumpay ay nagmumula lamang sa kanya.

Sa mga tumulong upang ang aklat ng ito ay muling malimbag, Sa mga nagbigay puna upang ito ay maging tapat sa mga ipinahayag, Salamat at sumainyo ang Biyaya ng Allah.

**Alhamdu Lillahi Rabbil Alamin.**

**Assalamu alaykum wa Rahmatulahi wa Barakatuh**

***AHMED RICALDE***

Ramadan,1994, Dammam, K.S.A. unang limbag
Ikalawang limbag - May 1995

## MGA NILALAMAN

**1.ANG IPINAGPIPILITANG DAHILAN NG KAMATAYAN NI HESUS SA KRUS.**

**2. TUNAY NA DAHILAN KUNG BAKIT NAIS NG MGA HUDYO NA IPAKO SI HESUS SA KRUS.**

**3. MGA PATUNAY MULA SA BIBLIYA NA SI HESUS AY HINDI NAMATAY SA KRUS.**

**Paunawa:**

Ang nilalaman ng aklat na ito ay mula sa mga tinipong impormasyon sa mga sumusunod na aklat; Crucifixion or crucifiction - *ni Ahmed Deedat,* Islam and Christianity - *Dr. Muhammad Ali Alkhuli,* The Dead Sea Scroll, The Gospel of Barnabas and The New Testsment - *ni M.A. Yusseff*, What is Christianity - *ni Maulana Taqi Usmani,* Islam and the World Religions - *ni Prof. Mahmud Barelvi,* Let the Bible Speak - *ni Ali Muhsin,* Ang Bibliang Tagalog, at Ang Banal na Quran.

*** snak- sumakanya nawa ang kapayapaan.**
*** swt- subhanahu wa taala.**

## I. ANG IPINAGPIPILITANG DAHILAN NG KAMATAYAN NI HESUS SA KRUS.

Pangunahing aral sa kristianismo na ang tao ay may manang sala mula sa unang magulang , Adan at Eba. Kasalanang dapat daw na mabayaran at ang kabayaran ay kamatayan. Ngunit ang doktrinang ito ng katubusan ng tao sa kasalanan ay hindi mababasa sa matandang tipan at di rin mababasa ng may linaw na katiyakan, bagamat mayroong ilang mga talata na nagbabadya nito ngunit sa malalim na pagaaral nito ay makikita na hindi ang doktrina ukol sa salang mana ang nais na tukuyin. Ang aral ding ito ay hindi namutawi sa bibig ni Hesus o maging ng kanyang desipulo.

**At gaano ba katotoo na ang tao ay may manang kasalanan ? Kaninong turo ito ? Turo ba ito ng Diyos ? Turo ba ito ni Hesus ? o turo lamang ito ni Pablo ?**

Kung ating babasahin ang unang aklat ng Genesis (1:1-21)tungkol sa ginawang pagsuway nina Adan at Eba duon sa paraiso ay wala tayong mababasa na sinabi ng Diyos na ang kanilang pagkakasala ay mamanahin ng lahat ng saling lahi.

Ang mga talatang ito ay hindi man lamang nagpapahiwatig ng ukol sa doktrina ng katubusan mula sa dugo ng isang tao o dugo (?) ng Diyos mismo .

Kung atin namang susuriin ang aral ni Moses ukol sa kasalanan ng tao, Iba din ang pahayag na makukuha natin. sa aklat ng Exodus, ang kautusan na ibinigay kay Moses ay ganito :

" ***huwag mong yuyukuran sila o paglingkuran man sila; sapagka't akong Panginoon mong Diyos, ay Diyos na mapanibughuin, na aking dinadalaw ang katampalasanan ng mga magulang sa mga anak, hanggang sa ikatlo at ikaapat na salin ng lahi ng mga napopoot sa akin.*** "

**Exodus 20:5**

Ayon sa talatang ito, ang parusa sa mga taong sumamba sa mga diyos-diyosan ay **mamanahin lamang hanggang sa ikatlo at ikaapat na saling lahi at hindi hanggang sa huling salin ng lahi.** Ganoon din naman ito'y para lamang duon sa mga napopoot sa Diyos. Ang mga tunay na sumasamba sa kanya o di napopoot sa Kanya ay hindi kabilang dito.

Kung si Hesus naman ang ating tatanungin, iba rin ang kanyang itinuro. Hindi niya kailan man itinuro na ang tao ay may manang kasalanan na kanyang dapat pagbayaran ng sarili niyang dugo. Bagkus sinasabi niya na ang mga bata ay walang kasalanan, pansariling gawa o mana man.

*"nang magkagayon ay dinala sa kaniya (Hesus) ang mga maliliit na bata, upang ipatong niya ang kanyang mga kamay sa kanila , at ipanalangin: at sinaway sila ng mga alagad. Datapuwa't sinabi ni Hesus, pabayaan ninyo ang maliliit na bata, at huwag ninyong pagbawalan silang magsilapit sa akin sapagkat sa mga ganito ang kaharian ng langit."* **Mateo 19:13-14**

Kung sa kanila ang langit, malinaw na wala sila noong tinatawag na manang kasalanan.Tanging si San Pablo lamang ang nagpasimula ng aral na ito (manang kasalanan) na ating mababasa sa kanyang sulat sa mga taga Roma;

*"Kung paano na sa pamamagitan ng isang tao ay pumasok ang kasalanan sa sanlibutan at ang kamataya'y sa pamamagitan ng kasalanan; at sa ganito'y ang kamatayan ay naranasan ng lahat ng mga tao, sapagkat ang lahat ay nangagkasala."*

**Roma 5:12**

*"....sapagka't kung sa pagsuway ng isa ay nangamatay ang marami, lubha pang sumagana sa marami ang biyaya ng Diyos, at ang kaloob dahil sa biyaya ng isang lalaking si Hesukristo."*

**Roma 5:15**

Kung ating susuriing mabuti ang talatang ito, ganito ang nais ituro ni Pablo;

1- Pumasok ang kasalanan sa sanlibutan- pumasok ngunit hindi ibig sabihi'y minanang kasalanan ng lahat ng tao. Sapagkat kung ang **pagpasok at pagmamana** ay magkatulad ang kahulugan, samakatuwid ang lahat ng pumasok sa sanlibutan ay may kasalanang taglay. Magkagayo'y si Hesus din ay sakop at hindi maililiban dito sapagkat siya ay pumasok din sa sanlibutan: may buto at laman katulad ng karaniwang tao.

**Ang tanong;** si Hesus ba ay may manang kasalanan ? ang sagot ng mga Kristiyano ay wala! kung gayon, malinaw na hindi niya minana ang kasalanan ng kanyang ina na si Maria, at ito naman ang siyang katotohanan.

2- **Nangamatay ang marami- marami at hindi ang lahat**, Katunayan ang mga bata ayon kay Hesus ay hindi kabilang dito.

Ngayon, kung ang tinutukoy dito ay kamatayang pisikal, lahat nga ay mamamatay. At kung lahat ay mamamatay upang patunayan lamang na ang lahat ay may manang kasalanan, hindi ba't si Hesus din (ayon sa aral Kristiyano) ay tumikim din ng kamatayan ? Samakatuwid, isinasama siya ng doktrina na may minanang kasalanan.

**Muli ang ating tanong;** si Hesus ba ay may manang Kasalanan ? Ang lahat ng maling aral na ito ay itinuro lamang ni Pablo. Dapat malaman ng mga tagasunod ni Pablo na ang kanilang sinusunod ay hindi tunay na alagad ni Hesus. Ang aral ni Pablo ay kaiba sa aral ni Hesus. **Ibang Hesus ang ipinangangaral ni Pablo.**

Sa Bibliya ay inamin ni Pablo na iba ang kanyang ipinangangaral na ebanghelyo, kaiba sa ipinangangaral na ebanghelyo ng labing-isang apostoles ni Hesus, at ganito ang pagyayabang na sinabi niya;

**" alalahanin mo si Hesukristo na muling nabuhay sa mga patay, sa binhi ni David, ayon sa aking ebanghelyo."**

**2 Timoteo 2:8**

Higit pang ipinagdiinan ni Pablo na iba ang kanyang ebanghelyo, at ito ay isinulat niya sa mga taga Galacia na ganito ang kanyang winika;

**" Datapuwa't kahimat kami, o isang anghel na mula sa langit ang mangaral sa inyo ng anumang ebanghelyo na iba sa aming ipinangangaral, ay matakuwil. "**

**Galacia 1:8**

**" Sapagkat aking ipinatatalastas sa inyo, mga kapatid, tungkol sa ebanghelyo na aking ipinangangaral, na ito ay hindi ayon sa tao. Sapagkat hindi ko tinanggap ito sa tao, ni itinuro man sa akin, kundi aking tinanggap sa pamamagitan ng pahayag ni Hesukristo.**

**bersikulo 16....Pagdakay hindi ako sumangguni sa laman at sa dugo;..........ni inahon ko man sa Jerusalem silang apostol na nangauna sa akin...."**

**Galacia 1:11-12..16-17**

Inamin dito ni Pablo ng may pagyayabang na ang ebanghelyo niya ay hindi niya natutuhan sa labing-isang alagad ni Hesus.

**Dagdag pang pagyayabang ni Pablo :**

**" sapagkat ang naghanda kay Pedro sa pagka-apostol sa pagtutuli ay naghanda rin naman sa akin sa pagka-apostol sa mga hentil."**

**Galacia 2:6**

Ating pansinin kung gaano katalino si Pablo sa paglilihis ng tunay na aral ni Hesus; sa mga Taga Galacia ay kanyang sinabi ang ganito:

**"Datapuwa't ang mga wari'y may dangal ng kaunti (maging anoman sila, ay walang anoman sa akin, ang Diyos ay hindi tumatanggap ng anyo ninoman). silang may dangal, sinasabi ko, ay hindi nagbahagi sa akin ng anoman;...kundi bagkos ng makita nila na sa akin ay ipinagkatiwala ang ebanghelyo ng di pagtutuli, gaya rin naman kay Pedro ng ebanghelyo ng pagtutuli. "**

**Galacia 2:8**

Sa mga talatang nabanggit ay nais ipagpilitan ni Pablo na ang tinanggap niyang ebanghelyo ay kaiba sa ebanghelyong tinanggap ni Pedro, inihiwalay ni Pablo ang mga tuli sa mga hindi tuli; ngunit kung ating babalikan ang

kasaysayan, Wala tayong mababasa na pinaghiwalay ni Hesus ang kanyang aral, sapagkat maliwanag na sinabi niya na siya ay sa mga nawawalang tupa lamang sa lipi ni Israel (na pawang mga tuli) ipinadala, Ganoon din si Pedro na sa mga tuli lamang nagsipangaral.

***"Ang labingdalawang ito'y sinugo ni Hesus, at sila'y pinagbilinan, na sinasabi, Huwag kayong magsitungo sa alin mang daan ng mga Gentil, at huwag kayong magsipasok sa alin mang bayan ng mga taga Samaria: Kundi bagkus magsiparoon kayo sa mga tupang nangawaglit sa bahay ni Israel"***

**Mateo 10:5-6**

***" Datapuwa't siya (Hesus) ay sumagot at sinabi, Hindi ako sinugo kundi sa mga tupang nangaligaw sa bahay ni Israel."***

**Mateo 15:24**

Napakaliwanag na si Pablo lamang ang lumikha ng sarili niyang ebanghelyo, ang ebanghelyo sa mga hentil o hindi mga tuli, at upang maging katanggap tanggap ang kanyang kasinungalingan ay idinagdag pa niya ang ebanghelyo ng

kamatayan ni Hesus sa Krus, ang ebanghelyo ng pagkabuhay na mag-uli, at ang ebanghelyo ng pagbabayad sa kasalanang mana ng tao.

**Ito'y ebanghelyo lamang ni Pablo at hindi ebanghelyo ng labing-isang alagad ni Hesus, lalo't higit na hindi ebanghelyo ni Hesus, isang napakalaking kalapastanganan sa Diyos ,Isang nag-aanyong maamong tupa, nagbabalatkayong isang na alagad (daw) ni Hesus.**

**Isa pang katangian ni Pablo ay ang pabagobago nitong doktrina,** isang halimbawa ay tungkol nga sa kasalanang mana ng tao, sa aklat ng Roma sinabi niya na ang lahat ay nagmana ng kasalanan sa unang lalaki at ang naging bunga ay pagkamatay lang ng marami, at ang aral niyang ito ay kaiba naman sa aral na ibinigay niya sa mga taga Corinto;

" *at ang babaing may asawang hindi sumasampalataya ay* ***nagiging banal*** *sa pamamagitan ng kanyang asawa, at ang babaing hindi sumasampalataya ay* ***nagiging banal*** *sa pamamagitan ng kanyang asawa; sa ibang paraa'y ang inyong* ***mga anak*** *ay nangagkaroon ng kapintasan;* ***ngunit ngayo'y mga banal.*** "

**1 Corinto 7:13-14**

Mula sa talatang ito ay sinalungat ni Pablo ang kanyang doktrina sa kasalanang mana, isang matibay na saligan na hindi kailangang ipako at mamatay si Hesus sa Krus para sa kasalanan ng tao. Ang aral ni Hesus upang maging malinis ang tao sa kasalanan ay humingi ng tawad sa Diyos, pagsisihan ang lahat ng kanyang ginawa, isa puso at isip na di na muli pang gagawin ito:

*"magsidalangin nga kayo ng ganito; Ama namin na nasa langit ka, **sambahin ang ngalan mo**.... ..**at ipatawad mo sa amin ang aming mga kasalanan....**"*

**Lukas 11:2**

Winika dito ni Hesus, Sambahin ang ngalan ng Diyos at hindi ang ngalan niya (Hesus), Itinuro din niya na hilingin sa Diyos sa pamamagitan ng panalangin ang pagkakamit ng kapatawaran sa ating mga kasalanan, hilingin sa Diyos at ito ay ibibigay sapagkat kung hindi ibibigay ang kumpletong kapatawaran sa ating mga kasalanan ano pa ang saysay ng panalangin na kanyang iniaral. Kailan man ay hindi Magtuturo ng kasinungalingan si Hesus.

Kung ipinagkakaloob ng Diyos ang kapatawaran sa mga nagsisisi ng wagas ano pa ang saysay upang ipako at mamatay si Hesus sa krus?

**Kanya pang sinabi;**

***"magsihingi kayo at kayo'y bibigyan; magsihanap kayo, at kayo'y mangasusumpong; magsituktok kayo, at kayo'y bubuksan; sapagkat ang bawat humihingi ay tumatanggap; at ang humahanap ay nakasusumpong; at ang tumutuktok ay binubuksan. o' anong tao sa inyo, ang kung siya'y hingan ng tinapay ng kanyang anak ay bato ang ibibigay ? o' kung hingan siya ng isda ay bibigyan niya ng ahas ? ........ gaano pa kaya ang inyong Ama na nasa langit na magbibigay ng mabubuting bagay sa nagsisihingi sa kanya "***

**Mateo 7:7-11**

## HUMINGI-HUMANAP-KUMATOK;

Itinuro ni Hesus na dumalangin sa Diyos kung ang isang tao ay nagkasala, Dumalangin siya sa Diyos ng may wagas na pagsisisi, humingi ng kapatawaran at itoy kanyang ibibigay, **kung kapatawaran ang inyong hinihingi, hindi impiyerno ang kanyang ibibigay.** Sadyang itoy taliwas sa aral ng pagbabayad ni Hesus ng kanyang buhay o dugo, Ang kanyang aral ay humingi ka ng tawad at ito'y iyong makakamtan.

## II. TUNAY NA DAHILAN KUNG BAKIT NAIS NG MGA HUDYO NA IPAKO SI HESUS SA KRUS.

Isa sa mga dahilan kung bakit nais nilang ipako si Hesus sa krus a y sinabi mismo niya sa Bibliya:

***"Kaya nga, sinasabi naman ng karunungan ng Diyos, magsusugo ako sa kanila ng mga propeta at mga apostol; at ilan sa kanila ay kanilang papatayin at paguusigin, upang hingin sa lahing ito ang dugo ng lahat ng mga propeta, na ibinubo buhat pa ng itatag ang sanlibutan; mula sa dugo ni Abel, hanggang sa dugo ni Zacarias..."***

**Lukas 11:49-51**

Ang talatang ito na kinuha ni Hesus sa **2 Chronica 24:19** ay nagpapahiwatig na ibinibilang niya (Hesus) ang kanyang sarili na matutulad sa mga naunang propeta na sinugo ng Diyos. mababasa natin sa aklat ni Lukas, na ganito ang kanyang sinabi;

***"Gayon ma'y kailangang ako'y yumaon sa aking lakad ngayon at bukas at sa makalawa: sapagka't hindi mangyayari na ang isang propeta ay***

***mamatay sa labas ng Jerusalem. Oh Jerusalem' Jerusalem, na pumapatay sa mga propeta, at bumabato sa mga sinugo sa kanya. "***

**Lukas 13:33-34**

Sa aral na ito ni Hesus, itinuro niya na ang pumapatay sa mga propeta ay mga Hudyo, at hihingin sa lahing ito ang dugo ng pinatay nila, **kayat "kung" si Hesus man ay napatay nila, sa kanila sisingilin ng Diyos ang dugong binubo nila at mali ang aral na ang taong walang kinalaman** sa pagkakapako ni Hesus duon sa krus ang siyang sisihin na dahilan ng pagkakapako ni Hesus sa krus.

**INAKO NG MGA HUDYO !!!!!!!**

***"kaya't ng makita ni Pilato na wala siyang magawa,kundi bagkos pa ngang lumalala ang kaguluhan, siya'y kumuha ng tubig, at naghugas ng kanyang mga kamay sa harap ng karamihan, na sinabi, wala akong kasalanan sa dugo nitong matuwid na tao; kayo ang bahala niyan. At sumagot ang buong bayan at nagsabi, mapasa amin ang kanyang dugo, at sa aming mga anak. "***

**Mateo 27: 24-25**

**Kung sino ang nagkasala, siya ang parurusahan.**

Kung inako na ng mga Hudyo ang dugong mabububo kay Hesus bakit ipinangangaral parin ng mga lider Kristiyano na ang mga inosenteng tao ang siyang dahilan ng kamatayan daw ni Hesus sa Krus ? ang masakit pa nito ay ang maling paratang na pati ang mga hindi pa isinisilang na tao ay kabilang na dito.

Isang napakalaking kalapastanganan sa Diyos na sabihing nilikha niya ang munting mga bata na may taglay ng kasalanan, Ang bawa't bata ay malinis sa kanilang pagsilang sa mundong ibabaw, Kaya lamang sila magkakaroon ng kasalanan kapag lumabag na sila sa mga ipinag-uutos ng Diyos na sa kanya ay may lalang.

Ang aral naman na nagsasabing inihanda na ng Diyos si Hesus upang maging alay sa katubusan ng tao sa manang kasalanan ay sumasalungat at rin **hindi naaayon sa mga nakasulat sa Bibliya:**

***" Sapagkat ako'y (wika ng Diyos) nagnanasa ng kaawaan, at hindi hain; at ng pagkakilala sa Diyos higit kaysa sa mga handog na susunugin."***

**Oseas 6:6**

***"Datapuwa't kung nalalaman ninyo kung ano ang kahulugan nito, Habag ang ibig ko, at hindi hain. "***

**Mateo 12:7**

**Katotohanan habag ang nais ng Diyos at hindi hain; kung si Hesus na walang kasalanan ay inihain ng Diyos para sa mga makasalanan, nasaan na ang sinasabi niyang habag dito ?** Kung ipipilit ang aral na nasusulat sa **Juan 3:16** ***"sapagkat mahal ng Diyos ang sanlibutan, na ibinigay niya ang kanyang anak ..."***

**ANG ATING TANONG** : *MAS MARAPAT PA BANG PAG-UKULAN NG PAGMAMAHAL ANG MAKASALANAN KAYSA SA WALANG NINAIS KUNDI SAMBAHIN ANG DIYOS AT PAGLINGKURAN?* NASAAN NA ANG ARAL SA OSEAS 6:6 NA ANG PAGKILALA SA DIYOS ANG HIGIT NIYANG KINALULUGDAN KAYSA SA MGA ALAY?

Ang katotohanan, hindi itinakda ng Diyos na si Hesus ay mamatay sa Krus. At ang dahilan kung bakit nais ipako at patayin si Hesus ng mga Hudyo ay sapagka't ito'y malaon ng gawain nila sa kanilang mga propeta, mula kay Abel, Zacarias, hanggang kay Juan Bautista.

## Ang maling paratang kay Hesus

Isa pang dahilan, Sa pagnanais nilang ipako si Hesus sa krus ay ang mali nilang paratang na si Hesus ay **ipinapantay ang** sarili sa Diyos at nag-aangkin na siya ay isang Diyos.

***At ang paniniwalang ito na si Hesus ay Diyos ay siya ring paniniwala ng mga Kristiyano.***

## Ang tanong: sinabi nga ba ni Hesus na siya ay Diyos ?

Ating pag-aralan ang talata sa Bibliya na ginagamit na patunay ng mga Kristiyano na sinabi daw ni Hesus na siya ay Diyos:

Sa aklat na sinulat ni Juan ( ? ) ganito ang sinasabi :

*" AKO AT ANG AMA AY IISA "*

**Juan 10:30**

## SAAN IISA ? Sa pagka-diyos ? HINDI !!!!!!

Ang problema sa ganitong uri ng pagkaunawa sa Isang talata lamang ang naglalayo sa tao sa tunay na kahulugan

ng buong salaysay sapagka't sa mga sumunod na talata ay ganito ang sinasabi na magbibigay liwanag sa tinuran ni Hesus na siya at ang Ama ay iisa.

**bersikulo 27** ; " dinirinig ng aking mga tupa ang aking tinig, at **sila'y aking nakikilala,** at sila'y nagsisisunod sa akin. "

**Sa bersikulo 28** ay ganito ang pagpapatuloy ni Hesus;"... .**at hindi sila maaagaw ng sinuman sa aking mga kamay "**

**bersikulo 29** kanyang sinabi ; " **ang aking Ama, na sa kanila ay nagbigay sa akin, ay lalong DAKILA KAYSA SA LAHAT, AT HINDI SILA MAAAGAW NINUMAN SA KAMAY NG AMA."**

Hindi sariling pag-aari ni Hesus ang mga tupang ligaw , Kundi bigay lamang ng Diyos sa kanya, Nang sabihin ni Hesus na hindi sila maaagaw sa kanyang kamay ninuman, Ito'y sapagkat hindi niya pahihintulutan na kaligtaan ang anumang bagay na ipinagkatiwala sa kanya ng Diyos, At lalong hindi magagawa ng sinuman na agawin ang mga tupang ito sa kamay ng Diyos.

**Iisa sa hangarin at iisa sa pag-iingat ngunit hindi iisa sa pagkadiyos, sapagka't isa ang nagbigay at isa ang tumanggap.**

Mula sa talatang ito ay ating mauunawaan ang nais ipahayag ni Hesus ng kanyang sabihin na siya at ang Diyos ay iisa, **Sila ay iisa ang layunin sa mga naligaw na tupa, iisa ang kanilang hangarin at ito ay upang ingatan na wala nang mangawala pa sa mga tupa.**

## ANG KATANGIAN NG MGA TUPA NI HESUS

1.Dinirinig ng tunay na tupa ni Hesus ang kanyang tinig.
2.Sila'y nakikilala ni Hesus, At sila'y sumusunod kay Hesus hindi kanino pa man.
3. Sila ay ang mga nangaligaw na tupa sa bahay ni Israel.

Si Hesus ay ipinadala lamang sa partikular na bansa at sa partikular na panahon, kaya't tayo ay hindi sakop ng kanyang misyon.

***" ..hindi ako isinugo kundi sa mga tupang nangaligaw sa bahay ni Israel. "*** **Mateo 15:24**

***"At (Itinalaga Siya) Bilang Sugo sa mga anak ni Israel,..."*** **Qur'an 3:49**

## TANDA NG MGA HINDI TUPA NI HESUS

***"Hindi ang bawa't nagsasabi sa akin; panginoon, panginoon ay papasok sa kaharian ng langit,***

**kundi ang gumaganap ng kalooban ng aking Ama** *na nasa langit. Marami ang mangagsasabi sa akin sa araw na yaon (araw ng paghuhukom) panginoon, panginoon, hindi baga nagsipanghula kami sa iyong pangalan, at sa pangalan mo'y nangagpalayas kami ng mga dimonyo, at sa pangalan mo'y nagsigawa kami ng maraming gawang makapangyarihan? At kung magkagayo'y ipahahayag ko sa kanila, kailanma'y hindi ko kayo nangakikilala, magsilayo kayo sa akin, kayong manggagawa ng kalapastanganan. "*

*Mateo 7:21-23*

**Kung tinawag man ng mga Hudyo si Hesus na panginoon, ang kanilang pagkahulugan ay hindi bilang isang Diyos. Ang pagkahulugan ng mga Kristiyano kapag tinawag nilang panginoon si Hesus ay diyos, kaya't sa wakas ng panahon sila ang sasabihan na hindi niya nakikilala. Ating pakatandaan na kailanma'y hindi namutawi sa mga bibig ni Hesus na siya ay diyos at dapat na sambahin.**

**Ang Pitong (7) katangian ng mga hindi tunay na tupa ni Hesus.**

1. Hindi sila mula sa lipi ni Israel.
2. Ang Pagtawag ng Panginoon sa mali nitong kahulugan.
3. Nagsipanghula sa pangalan ni Hesus.
4. Nagpalayas ng dimonyo sa pangalan ni Hesus.
5. Gumawa ng himala sa pangalan ni Hesus.
6. Hindi sa pangalan ng Diyos inialay ang mga gawa.
7. Mga gumagawa ng katampalasanan.

May mga Kristiyano na ipipilit na sila ay may kaligtasan at ito'y batay sa mga talatang; "HINDI ANG BAWAT NAGSASABI SA AKIN (HESUS) PANGINOON, PANGINOON."

Sinasabi nila na totoong may mga taong hindi tatanggapin at mayroon ding tatanggapin si Hesus sa mga nagsasabi ng panginoon sa kanya batay sa salitang **"BAWAT" Nguni't ang bawat dito ay Hudyo at hindi Kristiyano.**

Ang malaking bilang sa mga tumatawag kay Hesus ng panginoon ay mga Kristiyano, Sila ang sasabihan na hindi niya nakikilala sapagkat sila ay hindi mula sa lipi ni Israel .

**bersikulo 34;** " ***hindi baga nasusulat sa inyong kautusan, aking sinabi (ang Diyos ang nagsabi), kayo'y mga diyos, kung tinawag niyang mga diyos yaong dinatnan ng salita ng Diyos*** ( at hindi maaaring sirain ang kasulatan)....***Bakit sinasabi ninyong nilalapastangan ko ang Diyos ng sabihin kong ako'y anak ng Diyos*** (na higit na mas mababa ang kahulugan na sila ay mga diyos at si Hesus ay anak lamang).

**Kung ang mga Hudyo nga naman ay tinawag mismo ng Diyos na mga diyos, na ang kahulugan ay hindi tunay na mga diyos , at ito'y hindi kalapastanganan, higit nga naman na di kalapastanganan nang sabihin ni Hesus na siya ay anak at hindi diyos na gaya ng paratang ng mga Hudyo at paniniwala ng mga Kristiyano.**

Sa paliwanag na ito ni Hesus, pinatutunayan niya na kailanman ay di niya sinabing siya ay tunay na diyos at mali ang paratang ng mga Hudyo at maling mali ang paniniwala ng mga Kristiyano na siya ay diyos. Gayunpaman, Hindi pa rin nauunawaan ng dalawang grupong ito ang ibig sabihin ni Hesus na siya ay hindi diyos.

## III. MGA PATUNAY MULA SA BIBLIA NA SI HESUS AY HINDI NAMATAY SA KRUS.

Isa sa pinakamatibay na patunay na si Hesus ay hindi namatay sa krus ay batay mismo sa propesiyang sinabi ni Hesus na nasusulat sa aklat ni Mateo 12:39, 16:4 at Lukas 11:29

**winika ni Hesus;**

***"isang lahing masama at mapangalunya ay humahanap ng anumang tanda kundi tanda ng propeta Jonas: sapagkat kung papaanong si Jonas ay napasatiyan ng isang balyena na tatlong araw at tatlong gabi ay ganoon din mapapasa ilalim ng lupa na tatlong araw at tatlong gabi ang anak ng tao. "***

**Isa lamang tanda ang ibinigay ni Hesus, at ito'y ang tanda ni Propeta Jonas.**

**Ang tanong: Ano ba ang tanda o milagrong umiinog sa buhay ni Propeta Jonas ?**

Upang ating malaman, balikan natin ang mga pangyayari na naganap kay Propeta Jonas, at ito'y nasusulat sa Matandang Tipan ng Bibliya, sa aklat na ang titulo ay mismong pangalan ni Propeta Jonas, at sa unang pahina ay mababasa natin na siya ay inutusan ng Diyos na magpunta sa Nineve upang mangaral, ngunit hindi siya sumunod bagkus siya ay tumakas patungong Tarsis patungong Joppe, duo'y nakakita siya ng sasakyang pandagat at sumakay duon papuntang Tarsis. Ngunit ang Diyos ay nagpadala ng malakas na hangin sa dagat at nangatakot ang lahat ng nakasakay at dumaing ang mga ito sa kani-kanilang diyos. Ngunit di pa rin tumigil ang unos, at sa wakas ay nalaman nila na ang dahilan ay ang pagtakas ni Jonas at di pagtalima sa utos ng Diyos. Kaya't napagpasyahan nila na ihagis si Jonas sa dagat upang mapayapa na ang panahon.

Noong nasa dagat na si Jonas, nilulon siya ng isang malaking isda at siya ay nanatili duon sa loob ng tatlong araw at tatlong gabi.

**Ito ang sinasabi ni Hesus na milagrong naganap kay Jonas at ito ang tanda na ibinigay niya sa mga Hudyo at maging sa darating pang salin lahi ng tao.**

**Narito ang milagro o tanda na nais ilarawan ni Hesus sa kanyang sarili:**

**I. Nang ihagis si Jonas sa dagat siya ay buhay pa.** .....ganoon din naman ayon sa Biblia, nang dalhin si Hesus sa bundok ng Golgota siya ay buhay din.

Ang maaaring pagkakaiba nina Jonas at Hesus ay ang kusang pagsabi ni Jonas na ihagis siya sa dagat, hindi upang kainin siya ng isda, Kundi upang tanggapin ang maaari niyang maging kamatayan. Ngunit kaiba nga si Hesus na tila ayaw niyang maganap sa kanya ang hirap duon sa krus, Kaya't hiniling niya sa Diyos duon sa hardin ng Getsemane na kung maaari ay lumagpas sa kanya ang saro ng paghihirap.( at pinaniniwalaan ng mga Muslim na dininig ng Diyos ang dalangin ni Hesus).

**Ang Maaaring dahilan kung bakit ito lang ang tandang ibinigay ni Hesus ay sapagka't ang Muslim, Hudyo at Kristiyano ay pawang nagkakaisa sa paniniwala na ang milagrong ito ay tunay na naganap kay Propeta Jonas.**

Kaya't kung tatanungin mo ang tatlong ito ( Muslim, Hudyo, Kristiyano) kung buhay ba si Jonas nang itapon sa dagat ?

Ang sagot ng tatlong ito ay ....................**BUHAY !**

Matapos nito si Jonas ay nilulon ng malaking isda. Ang tanong; Si Jonas ba ay buhay ng lulunin ng isda ?

Ang malakas ding isasagot ng tatlong ito, siya ay........................................**BUHAY !**

**Muling tanong;** nang nasa tiyan na si Jonas ng malaking isda sa loob ng tatlong araw at tatlong gabi........**Patay ba siya o buhay ?**

Muli ang malakas na isasagot ng tatlong ito (Muslim, Hudyo, Kristiyano) siya ay .................**BUHAY !**

**Muling tanong;** Nang iluwa ng isda si Jonas makalipas ang tatlong araw at tatlong gabi sa loob ng tiyan ng isda, siya ba ay Patay o buhay ?

Muli ang isasagot ng tatlong ito, siya ay.........**BUHAY!**

Ito ang tinatawag na milagro ng mga milagro, sapagka't milagrong nabuhay pa ang isang tao kahit na siya ay inihagis sa nagngangalit na dagat.

Milagro ng mga milagro sa dahilang nabuhay pa ang isang tao kahit na siya ay nilulon ng isang isdang dagat.

Milagro ng mga milagro sapagka't nabuhay pa ang isang tao kahi't na siya ay nanatili sa loob ng tiyan ng isang isda ng tatlong araw at tatlong gabi. Milagro ng mga milagro sa dahilang siya ay buhay pa rin nang iluwa siya ng isda. **Ito ang milagro ng mga milagro, na si Jonas ay nanatiling buhay sa loob ng tiyan ng isang isda at hindi tumikim ng kamatayan.**

**Ito rin ang kaganapan na inihula ni Hesus na mangyayari sa kanya,** na di siya mamamatay maging siya man ay ipako sa krus at maging siya man ay dalhin sa libingan at manatili duon sa loob ng tatlong araw at tatlong gabi (?), **samakatuwid baga'y hindi na niya kailangan pang mabuhay na mag- uli sapagkat hindi ito naganap kay Jonas.**

***Kung ating itatanong ang ganito; si Hesus ba ay namatay duon sa krus o nanatili siyang buhay ?***

Ang sagot ng mga Muslim..................**BUHAY !** *
Ang sagot ng mga Hudyo..................**PATAY !**
Ang sagot ng mga Kristiano.............. **PATAY !**

* Ang Paniniwala ng Muslim si Hesus ay hindi namatay sa krus o naipako. (Qur'an 4:157)

Kung ating itatanong ang ganito; si Hesus ba ay patay o buhay ng ipasok sa libingan ?

Ang sagot ng mga Muslim ..................**BUHAY** ! *
Ang sagot ng mga Hudyo....................**PATAY** !
Ang sagot ng mga Kristiano................ **PATAY** !

kung si Hesus ay namatay sa krus, at patay ng tatlong araw at tatlong gabi sa libingan, kung ganoon , hindi natupad ang hula tungkol sa kanyang pagkakatulad kay Propeta Jonas na nanatiling buhay at hindi dumanas ng kamatayan. At Siya'y magiging sinungaling sa kanyang tinuran na kailanman ay hindi niya ginawa sa kanyang buhay.

**Ang malaking problema sa mga Kristiyano, mas marunong pa sila sa tinatawag nilang panginoon.**

Sinabi ni Hesus na matutulad siya kay Jonas na hindi dumanas ng kamatayan subali't ipinagpipilitan pa rin ng mga Kristiyano na siya ay namatay, isa lamang dito ang nagsisinungaling, **at naniniwala ang mga Muslim na kailanman ay hindi nagsinungaling si Hesus.**

Sa kanila ay angkop ang sinabi ni Hesus na nasusulat sa aklat ni Mateo na ganito ang sinasabi;

*"at natutupad sa kanila ang hula ni Propeta Isaias na sinasabi, sa pakikinig inyong maririnig, at sa anumang paraa'y hindi ninyo mapag-uunawa, at sa pagtingin ay inyong makikita, at sa anomang paraa'y hindi ninyo mamamalas."*

**Mateo 13:14**

## DAGDAG NA PATOTOO

**Sapat na sana ang patunay na ito ni Hesus na nasusulat sa Bibliya upang matanggap natin na siya ay hindi namatay doon sa krus, ngunit para sa lalong ikatitibay at ikaliliwanag ng lahat, atin pang siyasatin ang iba pang pangyayaring uminog sa panahon ng krusipiksiyon ni Hesus.**

1. Si Hesus ay nanalangin ng taimtim sa Diyos doon sa hardin ng Getsemane na lumagpas nawa ang saro ng paghihirap at kamatayan sa kanya. **(Lukas 22:44)**

At ito naman ay tinugon ng Diyos, gaya ng nasusulat sa aklat ni Santiago;

*"malaki ang nagagawa ng maningas na panalangin ng taong matuwid. "*

**Santiago 5:16**

Batid ko na sasang-ayon ang lahat na si Hesus ay isang matuwid na tao; kung gayon ay tugma lamang sa kanya ang pahayag na ito ni Santiago.

At ang katotohanang ito ay pinatunayan din naman at binigyang tibay pa ng mga talatang nasusulat sa aklat ng Hebreo;

*"Na siya (Hesus) sa mga araw ng kanyang laman ay naghandog ng mga panalangin at mga daing na sumisigaw ng malakas at lumuluha doon sa may kapangyarihang makapagligtas sa kanya sa kamatayan, at siya ay dininig dahil sa kanyang banal na takot. "*

**Hebreo 5:7**

*2. " at nang makitang siya'y patay na ay hindi na nila binali ang kanyang mga hita, "*

**Juan 19:32**

**Dalawang bagay ang dapat nating bigyan ng pansin dito;**

A. **Ano ang nakita nila kay Hesus** upang sabihin nila ng may katiyakan na siya nga ay patay ?

Ano man ang mangyari, kinakailangan pa rin ng isang tao ang isang masusing pagsisiyasat upang maging tumpak ang kanyang paghusga na ang isang tao ay ganap na ngang patay at hindi sa pamamagitan ng pagtingin lamang.

Sa makabagong pamamaraan ay gagamit muna ang isang tao ng instrumento bago siya makatiyak na ang isang tao nga ay ganap ng patay, at hindi kailanman tatanggapin ang deklarasyon ng isang tao na totoo kung ang pinagbabasihan ay ang nakikita ng kanyang mga mata.

**Kung gayon, ang tamang salita sa (bersikulo 32) ay ganito;**

"***nangagsiparoon na nga ang mga kawal at kanilang nakitang(?) siya'y patay,*** **(ang kahulugan ay, at kanilang inakalang siya'y patay na .)**

B. Ikalawang dapat nating pansinin ay ang sumusunod pang mga talata sa bersikulo 34 na ganito ang sinasabi;

***"gayon man ay inulos ang kanyang tagiliran ng isang sibat ng isang kawal, at pagdaka'y lumabas ang dugo at tubig."***

**Ang muling tanong; bakit sa tagiliran lamang inulos at hindi sa puso**? makamamatay ba ang pagsibat sa tagiliran ? ganito ba ang paraan ng paniniguro upang ang tao ay tuluyang mamatay ? kung tinatanggap natin na ang mga Romano ay hindi naglalaro at ang isa nilang katangian ay ang pagiging brutal sa pagsunod sa utos na sa kanila ay ibinigay, hindi angkop na sa tagiliran lamang nila ito sisibatin kung nais nilang siguruhin na si Hesus ay patay.

Sa makabagong panahon ay hindi magiging katangap tangap ang ganitong pagtupad ng isang kawal sa utos ng nakatataas sa kanya liban na lamang kung ang utos sa kanya ay sibatin lamang sa tagiliran, ngunit kung ang utos ay tiyakin ang kanyang kamatayan, sinisiguro kong sa puso niya ito uulusin.

Tungkol naman sa " **Pagdaka'y lumabas ang dugo at tubig** " ayon sa Encyclopedia Biblica, mula sa artikulo

tungkol sa "**KRUS**" na si Hesus ay buhay nang siya ay sibatin sa tagiliran, ito ang kinukumpirma ng dagliang pagdaloy ng dugo at tubig.

3. Sa bersikulo 33 ito naman ang sumunod na pangyayari;

" ***Hindi na binali ang kanyang mga hita.*** "

Hindi na binali ang alin ?*ang mga hita,* Bakit hita lamang ang dapat na baliin ? Ikamamatay ba ng isang tao kung sakaling balian siya ng mga hita ? *ang sagot ay....HINDI* .

4. Atin ding pansinin ang dalawang kasama ni Hesus sa krus, tulad ni Hesus sila man ay pinalo din at nagpasan ng krus,higit na mas mapalad pa nga si Hesus sa dalawa dahil may tumulong sa kanya ng pagbuhat ng krus nang ito ay hindi na niya nakayanan.at ayon din sa Biblia pareho din na ipinako ang dalawang ito, ngunit sila ay hindi agad namatay kayat **binalian muna sila ng mga buto at hindi lamang mga hita upang sila ay mamatay na.**

**Ang muli nating tanong; *Bakit sila ay mga buhay pa ?*** At bakit hindi hita lamang ang binali sa kanila ? At bakit si Hesus ay patay na gayong parehas na hirap din ang dinanas nila ?

**Ikamamatay ba kaagad ni Hesus ang palo at pagpapasan ng krus ?** Kung sasabihin na ang dahilan ay sapagka't ibinigay na niya agad ang kanyang buhay gaya ng nais palabasing dahilan sa Ebanghelyo ni Juan, **malinaw na hindi ito kinuha o nakuha sa kanya,** kung ito ang buong katotohanan,walang pumatay sa kanya, at **kung walang pumatay sa kanya wala ring mananagot sa kanyang dugo**, at kung walang mananagot sa kanyang dugo maliwanag din na walang sasaguting kabayaran ang kanyang dugo, at dahil sa pangyayaring ito ang doktrina ng pagtubos sa sala ng tao ay hindi nagkaroon ng katuparan na siya namang katotohanan, **sapagkat walang kasalanang minana na dapat na bayaran ang sangkatauhan.**

Dapat din nating malaman na tatlong oras lamang ang itinagal nilang tatlo doon sa krus. (Life of Jesus, by, Dean Farrar pp.421 ). Kaya't nang naibalita kay Pilato na si Hesus ay patay na ay nanggilalas siya, **at bakit siya nanggilalas ?** sapagka't bihasa si Pilato na magpapako ng tao sa krus at batid niya na ito ay tumatagal ng higit pa sa 24 oras, at hindi sa loob lamang ng tatlong oras.

*"nanggilalas si Pilato ng malamang siya (Hesus) ay patay na. "*

**Marcos 15:44**

5. Sa iba pang talata sa Bibliya ay ganito ang ating mababasa;

*"noong unang araw ng linggo ay naunang nagpunta si Maria Magdalena sa libingan. "*

**Juan 20:1**

Sa **Marco 16:1** ay sinabi ang dahilan ng pagpunta ni Maria Magdalena, ito'y upang pahiran niya si Hesus ng langis. (ang orihinal na kataga nito sa wikang Hebreo ay Masaha na ang ibig sabihin ay (to massage).

**Ang muling tanong;** .....Kung si Hesus ay patay na sa loob ng tatlong araw ang tiyak na mangyayari sa kaniyang katawan ay magsisimulang lumambot o' maagnas, at kapag ito ay minasahe ay tiyak na ang laman ay mabibiyak o' magkakaroon ng hindi mabuting kaganapan, .....at ano ang halaga ng masahe sa taong patay ? ito'y mahalaga lamang sa taong BUHAY.

Dapat din nating tandaan na si Maria Magdalena ang tunay na saksi sa mga naganap duon sa Golgota at batid niya na si Hesus ay hindi namatay at ito ang dahilan kaya't maagang maaga pa lamang ay sumugod na siya duon sa lugar na pinagdalhan nila kay Hesus.

Sa pagsapit ni Maria Magdalena doon sa libingan ay laking pagkagulat niya nang hindi niya natagpuan si Hesus. Kaagad niyang hinanap sa paligid at bagamat nakita niya si Hesus pero hindi niya ito nakilala, at napagkamalan pa niya itong isang hardinero, at **ang tanong ni Maria:**

"*Ginoo saan ninyo siya dinala, ituro ninyo sa akin at kukunin ko siya.*"

**Juan 20:14-1**

**ISANG MALAKING KATANUNGAN"**.....Mukha bang hardinero ang tao kapag muli siyang nabuhay ? ang sagot ay hindi !, pero bakit nga napagkamalang hardinero ni Maria si Hesus, malabo na ba ang mga mata ni maria? ang sagot na muli ay ........**HINDI.** Nagpanggap na hardinero o nagbalatkayong hardinero si Hesus hindi para ituro na ang tao kapag muling nabuhay ay magiging anyong hardinero, kundi siya ay nagtatago pa rin sa mga Hudyo upang huwag makilala. **At bakit ayaw niyang makilala ninuman ?** Ang tunay na dahilan ay sapagkat hindi naman siya namatay, lalo't higit na di muling nabuhay. Kung siya ay muling nabuhay bakit kailangan pa niyang magbalatkayo? Hindi ba't dapat lamang na ipahayag niya ito sa lahat sapagka't ang muling pagkabuhay mula sa kamatayan ay milagrong ninanais ninuman ?

**Bakit nga siya nagbalatkayo ?** ***Dahil hindi nga siya namatay at hindi na niya nanaisin pang muling ipako sa krus at muling pahirapan.***

Kung papansinin din natin ang tanong ni Maria, ang sinabi niya'y kung saan dinala at hindi kung saan inilibing na ibang lugar. Bakit nga naman itatanong ni Maria kung saan inilibing na ibang lugar ganoong nakalagak na si Hesus duon at iyon ay isang libingan. Ang tanong pa niya ay ituro sa kanya at kukunin niya.

Kung totoong patay na si Hesus, paanong kukunin ni Maria ang bangkay nito nang nag iisa ? paano niyang ililibing ito ng nag iisa ? Kaya niya sinabing ituro sa kanya at kukunin niyang mag-isa dahil alam ni Maria Magdalena si Hesus ay buhay at maaari itong maglakad o maaari niya itong alalayang lumakad.

**Ang isa pa nating dapat bigyan ng masusing pag-iisip ay ito;*walang ebanghelyo* (Mateo, Marcos,Lukas,Juan) *ang nagsasabi na ang ina ni Hesus na si Maria ay dumalaw doon sa libingan.***

**Hindi ba katakatakang isipin na hindi dinalaw ng isang ina ang ang libing ng kanyang anak ? na mas mabuti pa ang ibang tao at nagawa siyang dalawin ? Hindi ba posible** na kaya hindi na dumalaw ang ina ni Hesus duon sa libingan ay sapagkat batid na niya na si Hesus ay iniligtas na ng Diyos mula pa noong gabi ng pagdakip sa kanya gaya ng paniniwala ng mga Muslim ? Na batid din niya na ang taong nakalibing doon ay ibang tao na naipalit sa kanyang anak at siyang naipako sa krus tulad ng sinasabi ng Dakilang Allah sa Banal na Qur'an ? **Maaaring kaya siya hindi dumalaw** doon ay sapagkat magkasama na sila ng kanyang pinakamamahal na anak sa isang lugar na sila lamang ang nakaaalam.

## HULING PANANALITA

Ito ang argumento, Si Hesus ay hindi namatay sa krus batay sa mga nakatala sa pahina ng Bibliya. **At muli, ang patunay ng mga Muslim na si Hesus ay di namatay sa krus ay batay sa sinabi ng Allah sa Banal na Qur'an 4:157,** Kinuha niya ito at itinaas niya sa Langit upang muli Siyang ipadala sa darating na huling panahon upang ituwid ang mga maling aral na inilalagay ng mga tao sa kanyang bibig na sa katotohanan ay gawa-gawa lamang upang umayon sa pansarili nilang mga hangarin.

# هذا الكتاب

العنوان : هل صلب عيسى عليه السلام؟
المؤلف : أحمد ريكالدي
اللغة : تغالوق (فلبيني)

* يبين العقيدة الإسلامية في عيسى عليه السلام .
* يثبت بأن عيسى لم يقتل ولم يصلب بالأدلة من القرآن الكريم ثم الإنجيل المتداول بين النصارى .
* وغير ذلك من المباحث الهامه .
* ينصح بتوزيعه على النصارى من الجنسية الفلبينية .

شعبة توعية الجاليات بالدمام
الهاتف : ٨٢٧٢٧٧٢ - ٨٢٦٣٥٣٥
الرمز البريدي : ٣١١٣١ ، الدمام
المملكة العربية السعودية

# HESUS
## NAIPAKO BA SA KRUS?

# هل صلب
## عيسى عليه السلام ؟

### MGA NILALAMAN NG AKLAT


- HESUS NAIPAKO BA SA KRUS?
- ANG PANINIWALA NG MGA MUSLIM HIGGIL SA KALIGTASAN.
- ANG IPINAGPIPILITANG DAHILAN NG KAMATAYAN NI HESUS SA KRUS.
- ANG TUNAY NA DAHILAN KUNG BAKIT NAIS NG MGA HUDYO NA IPAKO SI HESUS SA KRUS.
- INAKO NG MGA HUDYO.
- MGA PATUNAY SA BIBLIYA NA SI HESUS AY HIND NAMATAY AT NAIPAKO SA KRUS.
- ISANG MALAKING KATOTOHANAN NA SI HESUS AY HINDI NAIPAKO NI HINDI NAMATAY SA KRUS.


### محتوى الكتاب


هل صلب عيسى؟

اعتقاد المسلمون عن النجاة في الآخرة.

الأسباب الإجبارية بلزوم موت عيسى على الصليب.

السبب الحقيقي لإرادة اليهود القوية بتعليق عيسى على الصليب.

اليهود تحملوا المسؤولية.

أدلة في الإنجيل أن عيسى ما قتل و ما صلب

عيسى ما قتل و ما صلب هي الحقيقة الكبرى



المكتب التعاوني للدعوة بالروضة

بعطائكم ... يستمر عطاؤنا



حساب : ٢٠٤١٠٨٠١٠١٠٩٠٨٤ مصرف الراجحي

حساب : ٩٩٩٣٠٠٠٠٠١٩٠٠٠٢ بنك البلاد